# IKA-18 NG ENERO, MARTES II

## Panalangin Sa Umaga

## PASIMULA

**Panginoon, buksan mo ang ating mga labi.**
At pupurihin ka ng aking bibig.

## PAANYAYA SA PANALANGIN ANTIPONA

**Halina at sambahin ang Panginoon, ang Makapangyarihang Diyos.**

**Salmo 95**

Tayo ay lumapit sa 'ting Panginoon, Siya ay awitan,
Ating papurihan ang batong kublihan nati't kalakasan.
Tayo ay lumapit sa kanyang harapan na may pasalamat,
Siya ay Purihin ng mga awiting may tuwa at galak. *(Antipona)*

Sapagkat ang Diyos ay ang Panginoong napakadakila,
Ang dakilang Haring higit sa sinuman na binabathala.
Nasa kanyang palad ang buong daigdig. pati kalaliman,
Ang lahat ay kanya maging ang mataas nating kabundukan.
Kanya rin ang dagat at pati ang lupa na kanyang nilalang. *(Antipona)*

Tayo ay lumapit, sa kanya'y sumamba at magbigay-galang,
Lumuhod sa harap nitong Panginoong sa ati' y lumalang.
Siya ang ating Diyos, tayo ay kalinga niyang mga hirang,
Mga tupa tayong inaalagaan. *(Antipona)*

Ang kanyang salita ay ating pakinggan:
"Iyang inyong puso'y huwag patigasin,
Tulad ng ginawa ng inyong mga magulang
Nang nasa Meriba, sa ilang ng Masa.
Ako ay tinukso't doon ay sinubok ng inyong magulang,
Bagamat nakita ang aking ginawang sila' ng nakinabang. *(Antipona)*

Apatnapung taon, sa inyong ninuno ako ay nagdamdam,
Ang aking sinabi, "Sila ay suwail, walang pakundangan
At ang mga utos ko ay sinuway!"
Dahil sa galit ko, ako ay sumumpang di sila daratal,
Sa lupang pangakong aking inilaan." *(Antipona)*

Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo;
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen. *(Antipona)*

**AWIT**

Ang D'yos ngayo'y nagbigay, makalangit na lakas,
Bawa't araw, may ningning, bugso ng hangi't kidlat,
Katatagan ng lupa, kalaliman ng dagat,
S'yang lahat ang may gawa, kaya puso'y may galak.

Ang D'yos ngayo'y nagdala, lakas na aking tulong,
Karunungang gagabay, sa aki'y magtatanggol,
Daan n'ya'y daraanan, bisig n'ya'y aking bubong,
Siya ay kaibigan, tunay na PANGINOON.

Kaya sa 'king paggising, alay ay pasasalamat,
Sa Makapangyarihang Diyos na aking nililiyag,
Sa lahat ng panahon, aking ipahahayag
Isang Diyos, tatlong Persona, pinagmulan ng lahat.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Panginoon, sa ami'y ipadala mo ang iyong liwanag at katotohanan.

**Salmo 43**

*(Ako'y naparito bilang ilaw ng sanlibutan)*

Hatulan mong ako'y walang kasalanan, PANGINOON,
At laban sa masasama, ako'y iyong ipagtanggol;
Sa masama't sinungaling, ilayo mo ako ngayon!

Diyos na aking sanggalang, bakit mo ba ako iniwan?
Bakit ako nagdurusa sa pahirap ng kaaway?

Ang totoo't ang liwanag, buhat sa 'yo ay pakamtan,
Upang sa Sion ay mabalik, sa bundok mong dakong banal
Sa bundok mong pinagpala, at sa templo mong tirahan.

Sa dambana mo, O Diyos, ako naman ay dudulog,
Yamang galak at ligaya ang sa aki'y iyong dulot;
Sa saliw ng aking alpa'y magpupuri akong lubos
Buong lugod na aawit ako sa Diyos, na aking Diyos!

Bakit ako nababahala, bakit ako nahahapis?
Sa Diyos ako ay aasa at sa kanya mananalig;
Muli akong magpupuri sa Diyos ko't Tagapagligtas
Itong aking pagpupuri sa kanya ko ilalagak!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Panginoon, sa ami'y ipadala mo ang iyong liwanag at katotohanan.

**Antipona 2:** Panginoon, iligtas kami sa lahat ng sandali ng aming buhay.

**Awit: Isaias 38:10-14, 17b-20**

*(Kalungkutan ng namimighati at kaaliwan sa pagkabuhay)*

Minsa'y nasabi kong
Sa katanghalian ng buhay, ako ay papanaw!
Sa daigdig ng mga patay ako masasadlak,
Upang manatili roong walang hanggan.

At nasabi ko ring di na makikita
Itong PANGINOON at sinumang nabubuhay.

Katulad ng toldang tirahan ng pastol,
Inalis sa akin ang aking tahanan.
Ang abang buhay ko'y
Pinuputol mo na tulad ng tela sa isang habihan.

Ako'y lumuluha sa buong magdamag,
Hindi makatulog, parang nilalansag
Ng leon ang aking buto sa katawan
Ang aking akala'y wawakasan na ng Diyos ang aking buhay.

Tumataghoy ako dahilan sa hirap,
Animo ay kalapati na nakahahabag;
Ang mga mata ko ay pagod na rin
Dahil sa pagtitig diyan sa itaas.
PANGINOON, sa kahirapang ito ako'y iligtas.

Ang buhay na ito, di mo binayaang mabulid sa hukay,
Pinatawad mo ako, sa aking mga kasalanan.

Ang patay ay hindi makapagpupuri sa iyo,
Ni makaaasa sa iyong katapatan.

Mga buhay lamang ang makapagpupuri sa iyo,
Tulad ng ginagawa ko ngayon
Tulad din ng ama na sa mga anak
Ang itinuturo ay ang katapatan.

Ang tagapagligtas ko ay ang PANGINOON:
Kaya sa saliw ng tugtog ay ating awitan,
Sa banal na Templo,
Tayo ay umawit habang nabubuhay.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Panginoon, iligtas kami sa lahat ng sandali ng aming buhay.

**Antipona 3:** Marapat na ikaw, O Diyos, sa Sion ay papurihan.

**Salmo 65**

*(Taimtim na Pasasalamat)*

Marapat na ikaw, O Diyos, sa Sion ay papurihan,
Dapat nilang tupdin doon ang pangakong binitiwan,
Pagkat yaong panalangin nila'y iyong dinirinig.

Dahilan sa kasalanan, lahat sa iyo ay lalapit.
Bunga nitong pagkukulang, kaya kami nalulupig,
Gayon pa man, ang patawad mo ay aming nakakamit.

Silang mga hinirang mo, upang sa templo manahan,
Silang mga pinili mo'y mapalad na tuturingan!
Magagalak kaming lubos sa loob ng templong banal,
Dahilan sa dulot nitong pagpapala sa nilalang.

Kami'y iyong dinirinig, Tagapagligtas naming Diyos,
Sa kahanga-hangang gawa, kami'y iyong tinutubos.
Kahit sino sa daigdig, sa ibayong karagatan,
May tiwala silang lahat sa taglay mong kabutihan.

Sa taglay mong kalakasan, mga bundok tumatatag;
Dakila ka't ang lakas mo ay sa gawa nahahayag!
Ang ugong ng karagatan, iyong pinatatahimik
Pati along malalaki sa panahong nagngangalit;
Maging mga kaguluhan niyong mga taong galit.

Dahilan sa ginawa mong mga bagay na dakila,
Natatakot ang daigdig, at ang buong sangnilikha.
Bunga nitong ginawa mo, sa galak ay sumisigaw,
Buong mundo, kahit saang sulok nitong daigdigan.

Umuulan sa lupain, ganito mo kinalinga,
Umuunlad ang lupai't tumataba yaong lupa;
Patuloy na umaagos ang bigay mong mga batis,
Sa halamang nasa lupa, ay ito ang dumidilig;
Ganito ang ginawa mo na hindi mo ikinait.

Sa binungkal na bukirin ang ulan ay masagana,
Ang bukirin ay matubig, at palaging basang-basa;
Sa banayad na pag-ulan ay lumambot yaong lupa,
Kaya naman pati tanim ay malago at sariwa.

Nag-aani nang marami sa tulong mong ginagawa,
At saanman magpunta ka'y masaganang-masagana.
Ang pastula'y punung-puno ng matabang mga kawan,

Naghahari yaong galak sa lahat ng kaburulan.
Gumagala yaong tupa sa gitna ng kaparangan,
At hitik na hitik mandin ang trigo sa kapatagan;
Ang lahat ay umaawit, sa galak ay sumisigaw!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Marapat na ikaw, O Diyos, sa Sion ay papurihan.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(1 Tesalonica 5:2-6)*

Sapagkat alam na ninyong ang pagdating ng Araw ng Panginoon ay tulad sa pagdating ng magnanakaw. Kapag sinasabi ng mga tao, "Tiwasay at panatag ang lahat," biglang darating ang kapahamakan. Hindi sila makaiiwas sapagkat ang pagdating nito'y tulad ng pagsumpong ng pagdaramdam ng babaing manganganak. Ngunit hindi kayo nabubuhay sa kadiliman, mga kapatid, kaya't hindi kayo mabibigla sa Araw na yaon na darating na parang magnanakaw. Kayong lahat ay kabilang sa panig ng kaliwanagan — sa panig ng araw — hindi sa panig ng kadiliman o ng gabi. Kaya nga, kailangang tayo'y manatiling gising, laging handa, at malinaw ang isip — di tulad ng iba.

## TUGUNAN

**Panginoon, dinggin mo ang aking hibik, nasa iyong pangako ang pananalig ko.**
— Panginoon, dinggin mo ang aking hibik, nasa iyong pangako ang pananalig ko.

**Naratnan ako ng umaga na tumatawag sa iyo,**
— nasa iyong pangako ang pananalig ko.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Panginoon, dinggin mo ang aking hibik, nasa iyong pangako ang pananalig ko.

## PAPURING AWIT NI ZACARIAS

**Antipona:** Panginoon, iligtas kami sa kamay ng aming mga kaaway.

Purihin ang Panginoong Diyos ng Israel!
Sapagka't nilingap niya at pinalaya ang kanyang bayan.

At nagpadala siya sa atin ng isang makapangyarihang Tagapagligtas,
Mula sa lipi ni David na kanyang lingkod.

Ipinangako niya sa pamamagitan ng kanyang banal na propeta noong una,
Na ililigtas niya tayo sa ating mga kaaway,
At sa kamay ng lahat ng napopoot sa atin.

Ipinangako rin niya na kahahabagan ang ating mga magulang,
At aalalahanin ang kanyang banal na tipan.

Iyan ang sumpang binitiwan niya sa ating amang si Abraham,
Na ililigtas tayo sa ating mga kaaway,
Upang walang takot na makasamba sa kanya,
At maging banal at matuwid sa kanyang paningin, habang tayo'y nabubuhay.

Ikaw naman, anak, ay tatawaging propeta ng Kataas-taasan;
Sapagka't mauuna ka sa Panginoon upang ihanda ang kanyang mga daraanan,
At ituro sa kanyang bayanang landas ng kaligtasan,
Ang kapatawaran ng kanilang mga kasalanan.

Sapagka't lubhang mahabagin ang ating Diyos;
Magbubukang-liwayway sa atin ang araw ng kaligtasan.
Upang magbigay-liwanag sa mga nasa kadiliman at nasa ilalim ng kamatayan,
At patnubayan tayo tungo sa daan ng kapayapaan.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Purihin natin ang Manunubos na nagbigay-liwanag sa daigdig sa pamamagitan ng kanyang pagkabuhay. Dumalangin tayo sa kanya:**

*Panginoon, manatili nawa kami sa pagtahak sa iyong landas.*

Panginoong Hesus, dinadakila namin ang iyong pagkabuhay sa aming panalangin sa umaga,
— magliwanag nawa sa araw namin ang pag-asa sa iyong kaluwalhatian.

Tanggapin mo, Panginoon, ang aming mga dasal at kahilingan,
— bilang unang ani ngayong araw.

Gawaran kaming umunlad ngayon sa iyong pagmamahal,
— at magdulot ang lahat ng bagay para sa amin at para sa lahat ng kabutihan.

Tulutang magliwanag ang aming mabuting asal sa aming kapwa,
— upang kung makita nila, magbigay-puri sila sa Ama.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Panginoong Hesukristo,**
**tunay na liwanag ng mundo,**
**ginagabayan mo ang lahat ng tao tungo sa kaligtasan.**
**Bigyan kami ng tapang at lakas,**
**at ng biyayang gawin ang mundong ito na mapayapa at may katarungan,**
**bilang paghahanda sa pagdating ng iyong kaharian.**
**Ikaw na nabubuhay at naghahari magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalangin sa Takipsilim

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

Maghapo'y natatapos, di gawaing maglingkod,
Pag-asa'y manatili pumapawi ng takot.
Mapagmahal na Ama, puso nami'y kaloob,
Kami po ay bantayan, kahit sa 'ming pagtulog.

Dilim ma'y naririto, ngunit mayroong tanglaw,
Kasama ka't kapiling, bigay mo'y bagong aral,
Kaisa sa pag-ibig, atas ay ilalahad,
Kaisa sa pag-asa, biyaya'y matatanggap.

Mata ma'y ipipikit, ngunit ikaw ay gising,
Tingnan kami't bantayan, kami ay tangkilikin,
Ika'y D'yos ng pag-ibig, takot ay papawiin,
Pangamba'y nawawala, kung ikaw ay kapiling.

### MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Hindi kayo makapaglilingkod nang sabay sa Diyos at sa kayamanan.

**Salmo 49**

*(Ang kawalan ng kayamanan)*

**I**

Bawat isa ay makinig, makinig ang sino pa man,
Kahit saan naroroon ay makinig ang nilalang!
Kahit ikaw ay dakila o aba ang iyong lagay,
Makinig na sama-sama ang mahirap at mayaman.

Yaring aking sasabihi'y salitang may karunungan,
Ang isipang ihahayag, mahalagang mga bagay;
Ang pansin ko ay dadalhin sa bugtong na kasabihan,
Sa saliw ng aking alpa'y ihahayag ko ang laman.

Hindi ako natatakot sa panahon ng panganib,
Kahit pa nga naglipana ang kaaway sa paligid —
Mga taong naghahambog na sa yaman nananalig,
Dahilan sa yaman nila'y tumaas ang pag-iisip.

Hindi kaya ng sinumang ang sarili ay matubos,
Hindi kayang mabayara't tubusin sa kamay ng Diyos;
Ang bayad sa kanyang buhay ay halagang sakdal taas;
Gaano man ang halagang hawak niya'y hindi sapat
Upang siya ay mabuhay nang hindi na magwawakas
At sa labi ng libingan ay hindi na mapasadlak.

Ang lahat ay mamamatay, ito nama'y alam niya,
Maging mangmang o marunong, kahit hangal, pati tanga;
Yaman nila'y maiiwan, sa lahi na magmamana.
Sa libinga'y doon sila mananahan kailanman,
Kahit sila'y may lupaing taglay nila noong araw;
Dumakila man ang tao, di niya maiiwasan,
Tulad din ng mga hayop, tiyak siyang mamamatay.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Hindi kayo makapaglilingkod nang sabay sa Diyos at sa kayamanan.

**Antipona 2:** Ang tipunin ninyo ay ang kayamanan sa langit, wika ng Panginoon.

**II**

Masdan ninyo yaong taong nagtiwala sa sarili
At sa kanyang kayamanan ay nanghawak na mabuti:
Tulad niya'y mga tupa, sa patayan din hahantong,
Kalawit ni Kamatayan ang magiging kanyang pastol.

Ang matuwid, magwawagi pag sumapit ang umaga,
Laban doon sa kaaway na ang bangkay ay bulok na
Sa lupain nitong patay, na malayo sa kanila.
Ngunit ako'y ililigtas, hindi ako babayaan,
Aagawin ako ng Diyos sa kamay ng kamatayan.

Di ka dapat na matakot, ang tao man ay yumaman,
Lumago man nang lumago yaong kanyang kabuhayan;
Hindi ito madadala kapag siya ay namatay,
Ang yaman ay hindi niya madadala sa libingan.

At kahit na masiyahan ang tao sa kanyang buhay,
Dahilan sa sinusuob ng papuri't nagtagumpay;
Masasama pa rin siya sa ninunong nangamatay
Masasadlak pa rin siya sa dilim na walang hanggan.

Ang tao mang dumakila ay iisa ang hantungan,
Katulad ng mga hayop, tiyak siyang mamamatay!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Ang tipunin ninyo ay ang kayamanan sa langit, wika ng Panginoon.

**Antipona 3:** Ang pagsamba at karangalan ay karapatang nakalaan sa Korderong pinatay.

**Awit: Pahayag 4:11; 5:9, 10, 12**

*(Himig ng Pagtubos)*

Aming PANGINOON at Diyos!
Karapat-dapat kang tumanggap ng papuri,
Paggalang, at kapangyarihan.

Pagkat ikaw ang lumalang sa lahat ng bagay,
At ayon sa iyong kagustuhan,
Sila'y nilalang mo at pinananatili.

Ikaw ang karapat-dapat na kumuha
Sa kasulatang nakalulon
At sumira sa mga tatak niyon.

Sapagkat pinatay ka,
At sa pamamagitan ng iyong kamatayan
Ay tinubos mo para sa Diyos ang mga tao,
Mula sa bawat lipi, wika, bayan, at bansa.

Ginawa mo silang isang liping maharlika
At mga saserdote para maglingkod sa ating Diyos;
At sila'y maghahari sa lupa.

Ang Korderong pinatay ay karapat-dapat
Na tumanggap ng kapangyarihan,
Kayamanan, karunungan, at kalakasan,
Papuri, paggalang at pagdakila!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Ang pagsamba at karangalan ay karapatang nakalaan sa Korderong pinatay.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Roma 3:21-26)*

Ngunit ngayo'y nahayag na ang pagpapawalang-sala ng Diyos sa mga tao. Ito'y hindi sa pamamagitan ng batas, bagama't ito'y pinatotohanan ng Kautusan at ng mga propeta. Pinawawalang-sala ng Diyos ang lahat ng nananalig kay Hesukristo sa pamamagitan ng kanilang pananalig sa kanya, maging Judio at maging Hentil. Sapagkat ang lahat ay nagkasala at walang sinumang karapat-dapat sa paningin ng Diyos. Gayunman, dahil sa kanyang kagandahang-loob ay pinawalang-sala sila sa pamamagitan ni Kristo Hesus, na nagpalaya sa kanila. Siya ang itinakda ng Diyos na maging handog upang sa pagbububo ng kanyang dugo ay maipatawad ang kasalanan ng tao sa pamamagitan ng pananalig sa kanya. Ginawa ito ng Diyos upang ipakilalang siya'y matuwid, sapagkat noong una, nagtimpi siya at ipinagpaumanhin ang mga kasalanang nagawa ng mga tao. At sa ngayon, pinawalang-sala niya ang mga nananalig kay Hesus upang patunayang siya'y matuwid.

## TUGUNAN

**Malalaman ko ang ganap na kagalakan, Panginoon, kung ang mukha mo'y aking masilayan.**
— Malalaman ko ang ganap na kagalakan, Panginoon, kung ang mukha mo'y aking masilayan.

**Sa iyong piling ay ganap at walang hanggan ang kapayapaan,**
— Panginoon, kung ang mukha mo'y aking masilayan.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Malalaman ko ang ganap na kagalakan, Panginoon, kung ang mukha mo'y aking masilayan.

## PAPURING AWIT NI MARIA

**Antipona:** Gumawa ka sa amin, Panginoon, ng mga dakilang bagay sapagkat ikaw ay makapangyarihan, at Banal ang iyong pangalan.

Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon,
At nagagalak ang aking espiritu dahil sa Diyos na aking tagapagligtas.
Sapagka't nilingap niya ang kanyang abang lingkod!

At mula ngayon, ako' y tatawaging mapalad ng lahat ng salinlahi,
Dahil sa mga dakilang bagay na ginawa sa akin ng Makapangyarihan
Banal ang kanyang pangalan!

Kinahahabagan niya ang mga may takot sa kanya,
Sa lahat ng sali't saling lahi.
Ipinakita niya ang lakas ng kanyang mga bisig,
Pinangalat niya ang mga palalo ang isipan.

Ibinagsak niya ang mga hari mula sa kanilang trono,
At itinaas ang mga nasa abang kalagayan.

Binusog niya ng mabubuting bagay ang mga nagugutom,
At pinalayas niyang wala ni anuman ang mayayaman.

Tinulungan niya ang kanyang bayang Istael,
Bilang pagtupad sa pangako niya saating mga magulang,
Kay Abraham at sa kanyang lahi, magpakailanman!

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Purihin natin si Kristo, ang Pastol at Tagapangalaga ng ating mga kaluluwa, na nagmamahal at nagtatanggol sa kanyang bayan. Tumawag tayo nang may pag-asa sa kanya:**

*Pangalagaan ang iyong bayan, Panginoon.*

Walang hanggang Pastol, ingatan ang aming obispong si JOSE
— at lahat ng mga pastol ng Simbahan mo.

Kahabagan mo ang mga taong dumaranas ng mga
— pag-uusig, magmadali ka upang mapalaya sila mula sa kaaway.

Maawa ka sa mga nangangailangan, Panginoon,
— bigyan mo ng sapat na makakain ang mga nagugutom.

Liwanagan mo ang mga gumagawa ng batas,
— upang magtakda ng mga batas ayon sa diwa ng karunungan at katarungan.

Tulungan ang yumao naming mga kapatid na iniligtas mo ng iyong dugo,
— gawin silang marapat pumasok sa iyong makalangit na salu-salo.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama,
sa iyo ang umaga at ang gabi.
Tulutan mong tumanglaw lagi sa aming puso't kalooban
si Hesus na Liwanag ng Katarungan,
at akitin kami sa kanyang liwanag
sa iyong tinatahanan nang may kadakilaan.
Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo,
kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.
Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan
at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalanging sa Gabi

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

O Maningning na Liwanag, O Araw na banal,
Larawan ng ilawan ng langit na tahanan.
O Panginoong Hesus, lumubog man ang araw
Suminag sa amin ang landas ng kaligtasan.

O Anak ng Maykapal, pinagmulan nitong buhay,
Papuri ang nararapat sa gabi at araw,
Labi nami'y di hihinto sa pag-aawitan
Upang maipagdangal ang banal mong pangalan

**Antipona:** Huwag itago sa akin ang iyong mukha; sa iyo ko isinasalalay ang aking tiwala.

**Salmo 143:1-11**

*(Dalangin sa kapighatian)*

Dinggin mo, O PANGINOON, ang aking dalangin,
Tapat ka't matuwid, kaya ako'y dinggin.
Itong iyong lingkod, h'wag mo nang subukin,
Batid mo nang lahat, kami ay salarin.

Ako ay inusig ng aking kaaway,
At ako ay lubos niyang napipilan;
Sa dilim na dako, ako ay nakulong,
Tulad ko'y patay nang mahabang panahon.
Ako ay handa nang magtaas ng kamay,
Sapagkat wala nang pag-asa ang buhay.

Araw na lumipas, aking nagunita,
At naalaala ang iyong ginawa,
Sa aking isipa'y gumuhit na bigla!
Ako'y dumalangin na taas ang kamay,
Parang tuyong lupa ang diwa kong uhaw.

Nawala nang lahat ang aking pag-asa,
Kaya naman, PANGINOON, ako'y dinggin mo na!
Kung ikaw'y magkubli, baka ang hantungan
Ako ay tanghaling malamig na bangkay,
At ang tunguhin ko'y madilim na hukay.

Ako ay umasa, sa 'yo nagtiwala,
Na kung umumaga'y ipagugunita
Yaong pag-ibig mo na lubhang dakila.
Ang aking dalangin na sa iyo'y hibik,
Patnubayan ako sa daang matuwid.

Ako ay umasang 'yong isasanggalang,
Kaya iligtas mo ako sa kaaway.
Ikaw ang aking Diyos, ako ay turuan
Na aking masunod ang 'yong kalooban;
Ang Espiritu mo'y maging aking tanglaw
Sa aking paglakad sa ligtas na daan.

Ikaw ay nangakong ako'y ililigtas,
Pagkat dakila ka, iligtas mo agad;
Iligtas mo ako sa mga bagabag.

*(Papuri sa Ama at...)*

**Antipona:** Huwag itago sa akin ang iyong mukha; sa iyo ko isinasalalay ang aking tiwala.

## PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(1 Pedro 5:8-9a)*

Humanda kayo at magbantay. Ang diyablong kaaway ninyo ay parang leong umaatungal at aali-aligid na humahanap ng masisila. Labanan ninyo siya at magpakatatag kayo sa inyong pananalig sa Diyos.

## TUGUNAN

**Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Tinubos mo kami, Panginoong Diyos ng katotohanan,**
— inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Papuri sa Ama at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

## PAPURING AWIT NG EBANGHELYO

**Antipona:** Habang kami'y gising, Panginoon, kami ay ingatan; bantayan kami habang kami'y nahihimlay; upang sa paggising, manatili kaming kasama ni Kristong nagbabantay, at sa pagtulog, makapahinga kami sa kanyang kapayapaan (aleluya).

Kunin mo na, Panginoon ang iyong abang alipin,
Ayon sa iyong ipinangako:

Yamang nakita na ng aking mga mata ang iyong pagliligtas,
Na inihanda mo para sa lahat ng bansa:

Liwanag itong tatanglaw sa mga Hentil,
At magbibigay karangalan sa iyong bayang Israel.

## PANGWAKAS NA PANALANGIN

**Panginoon,**
**punuin ang gabing ito ng iyong kaliwanagan.**
**Humimlay nawa kami sa kapayapaan**
**at gumising nang may kagalakan**
**upang harapin ang liwanag ng bagong araw sa iyong pangalan.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan**
**ni Kristong aming Panginoon.**
**Amen.**

## PAGHAYO

**Gawaran nawa tayo ng Makapangyarihang Diyos ng gabing panatag at mapayapang pagkahimlay.**
— Amen.

## AWIT O PANALANGIN NG PAPURI KAY MARIA

Aba Ginoong Maria, napupuno ka ng grasya.
Ang Panginoong Diyos ay sumasaiyo.
Bukod kang pinagpala sa babaeng lahat
At pinagpala naman ang iyong Anak na si Hesus.

Santa Maria, Ina ng Diyos,
Ipanalangin mo kaming makasalanan
Ngayon at kung kami'y mamamatay.
Amen.